Pinapatnubayan
ng
Marxismo-Leninismo-Kaisipang Mao Zedong

# ANG Bayan

Inilalathala ng Komite Sentral ng Partido Komunista ng Pilipinas




Wala pang kinse sentimos ang halaga ng piso ngayon kung ihahambing sa nabibili nito noong 1965. Noong magsimula ang paghahari ng US-Marcos, ₱0.85 ang isang salop ng bigas. /Ngayon, mahigit nang ₱6.00.

Ang mabilis na paglala ng kabuhayan nitong nakalipas na mga taon ay tumindi pa nang isagawa ang debalwasyon ng piso at ang iba pang mga hakbang na iniutos ng imperyalismong US sa rehimen.

Bakit nagkakaroon ng debalwasyon? Basahin sa pahina 6.

HULYO 1983

## NILALAMAN

## Ang eleksyon, ang demokrasya, at ang bayan

Ihinahanda ng diktadurang US-Marcos para sa 1984 ang isa pa sa serye nito ng huwad na eleksyon, plebisito at reperendum.

Mula unang "plebisito" sa ilalim ng batas militar noong Enero 1973 hanggang katawa-tawang "eleksyong presidensyal" noong 1981, paulit-ulit ang tangka ng rehimen na itakip sa ilehitimo't tiranikong paghahari nito ang manipis na saplot ng "konsultasyong demokratiko." Pinepwersa't niloloko ang tao para bumoto, saka garapal na binabaligtad ang kanilang gusto, nang patuloy na mamonopolisa ang kapangyarihang pampulitika sa Pilipinas. Ganito rin ang itatakbo ng "eleksyong" pipili sa mga myembro ng inutil na Batasang Pambansa.

Lalo ngang babastusin ng "eleksyong" ito ang prosesong demokratiko, sapagkat idadaos sa malagim na klima ng tumitinding terorismo ng estado at pangingikil sa kabuhayan ng taumbayan. Habang patuloy na lumalala ang paghihirap ng bayan, mariing sinisiil ang makatwirang pakikibaka ng mamamayan. Nitong huling mga buwan, sinusupil ng rehimen ang mga militanteng organisasyong manggagawa at ikinukulong o pinapatay ang mga lider at organisador nila; malakihang mga operasyong militar ang sumasalanta sa masang magsasaka sa kanayunan; ginigipit at inaaresto ang mga intelektwal at relihiyoso; binabantaan at iniispyahan ang mga organisasyong ligal. Kahit pulitiko ay tinatamaan ng notoryosong Presidential Commitment Order, na libu-libong tao na ang ipinepreso.

Ang mga katotohanang ito'y parang di pinansin nina dating senador Salvador Laurel, at ilan pang iba, nang manawagan sila kamakailan sa "armadong oposisyon" na "bigyan ng huling pagkakataon ang mga demokratikong proseso" at suportahan ang huwad na eleksyon.

Anong demokratikong proseso ang pauubrahin ng diktadura, na ang mismong pag-iral ay kontra sa prinsipyo ng demokrasya? Kanino dapat manawagan sina Laurel? Ang rebolusyonaryong kilusan ba ang mananagot sa pagsilab ng digmang sibil, o ang papet na pasistang rehimen? Ang hinahanap ba ng bayan ay mga lider na pipigil sa pambansa-demokratikong rebolusyon, o mga lider na mangunguna upang magtagumpay ito at makamit ang tunay na demokrasya't kalayaan?

Sa nakaraang 12 taon sa ilalim ng diktadura, namulat ang masang Pilipino sa mas ganap na pag-unawa ng kanilang kapakanan at karapatan. Upang ipaglaban ang mga ito, iniaalay nila ang kanilang talino't lakas, ang kanilang mga anak, ang huli nilang gatang ng bigas. Nagbubunga na ang mga sakripisyong ito. Tuluy-tuloy na sumusulong ang kilusang pambansa-demokratiko, sa paggigiit sa armadong pakikibaka at pagbubuo ng malawak na pagkakaisa ng sambayanan para ibagsak ang magkatuwang na paghahari ng imperyalismong US at pangkating Marcos. Ngayon, sa lahat ng pampulitikang pwersang lumalaban sa diktadura, ang kilusang ito ang pinakamalakas, di nag-iba-iba ng tindig, at may pinakamalayong pananaw.

Sa kabilang dako, ang mga "demokratikong prosesong" US-Marcos ay nagbigay lang ng ilang pabalat-bungang konsesyon sa mga pulitikong oposisyonista. Tuwing sasali sila sa "eleksyon," hinahamak sila ng pangkating Marcos at nagkakaroon ito ng pagkakataong kumbinsihin ang US na walang ibang pwedeng mangalaga sa imperyalistang interes sa Pilipinas.

Sapagkat para sa imperyalismong US naman talaga "nag-eeleksyon" ang pasistang pangkatin. Hanggat kunwari'y umaandar ang mga demokratikong proseso, may dahilan ang mga imperyalista para suhayan ang rehimeng lubos na kinapopootan ng sambayanang Pilipino.

Di sumuong sa buhay-at-kamatayang pakikibaka ang rebolusyonaryong mamamayan para makaupo sa reaksyonaryong batasan. Alam nila na babagsak lang ang pangkating US-Marcos kung magtatagumpay ang armadong rebolusyon, kaya't determinado silang pangibabawan ang lahat ng hadlang. Sila'y nakapili na ng landas. Ang iba rin ay dapat mamili: haharang ba sa pagsulong ng mamamayan, bilang mga kaaway? o makikiisa sa kanila, bilang mga kapatid at kaibigan? ●



PAGREKLUTA SA PARTIDO

# Sistematiko, maramihan

Sa nakaraang dalawang taon, libu-libong bagong kasapi ang naidagdag sa Partido, bunga ng pagtugon ng mga organisasyon nito sa panawagang palawakin nang buong tapang ang Partido nang walang pinapapasok na elementong di kanais-nais.

Ang paglago ng kasapian ng Partido ay hindi lang nangangahulugan ng paglaki ng organisasyon. Sinasalamin din nito ang mga tagumpay ng armadong pakikibaka at rebolusyonaryong kilusang masa, paglaganap ng kilusang lihim, at ibayong kakayahang harapin ang mga bagong tungkulin para sa pagsulong ng rebolusyon.

Subalit kailangan pang magrekluta ng mas maraming maaasahang kasapi para gampanan ang dumadaming gawain ng Partido at ng mga organisasyon nito. At ang maramihang pagrerekluta ay maisasagawa lang kung sistematiko ang paraan.

## Rekisitos

Napakainam ng mga kundisyon para palaguin ang kasapian ng Partido. Higit na tumitindi ang kaapihan at paghihirap ng taumbayan, laluna ng mga manggagawa't magsasaka. Dahil dito'y nagpapasya ang marami sa kanila na kumilos para ibagsak ang paghahari ng imperyalismong US at ng uring panginoong maylupa at burgesyang kumprador na pinamumunuan ng pangkating Marcos. Sa kabilang dako, patuloy na lumalaganap at umaani ng tagumpay ang rebolusyonaryong kilusan, na siya namang humahatak sa mamamayan sa landas ng rebolusyon.

Sa pagsulong ng pakikibakang masa at pagkilos ng mga organisasyong masa lumilitaw ang mga abanteng elemento na maaaring ipasok sa Partido. Ngunit kailangan ang isang takdang panahon ng pagsubaybay sa pagkilos ng mga aktibista para matukoy kung sinu-sino sa kanila ang maaaring irekluta sa Partido.

Para sa mga manggagawa't magsasaka, kailangan ng isang taong pagkilos bago sila tanggaping kandidatong kasapi ng Partido, samantalang dalawang taon ang dapat na pagkilos para sa mga petiburges.

Ang tinutukoy ditong pagkilos ay hindi pikit-matang pagsunod sa mga atas, kundi mulat na pagkilos batay sa pag-unawa sa kasalukuyang kalagayan, sa mga simulain ng pambansa-demokratikong rebolusyon, sa prinsipyo ng demokratikong sentralismo sa loob ng organisasyon, at sa pagkilala sa iba't ibang gawaing nakapagpapasulong sa demokratikong rebolusyong bayan. Kaya't kailangang magdaan ang bawat aktibista sa isang pangmasang kurso hinggil sa lipunang Pilipino at pambansa-demokratikong rebolusyon. →

Pana-panahon o regular na sinusuri ng bawat organisasyon ng Partido ang mga aktibistang pinamumunuan nito para piliin kung sinu-sino ang maaaring maging kandidatong kasapi. Mangyari pa, batayang rekisitos sa mga nirerekluta ang pagtanggap nila sa konstitusyon at programa ng Partido at sa teoryang pumapatnubay dito--ang Marxismo-Leninismo-Kaisipang Mao Zedong.

Sa pagpili sa mga irerekluta, tinatasang mabuti ang kanilang pag-unlad sa ideolohiya at naging pampulitika at pang-organisasyong pagkilos. Sinusuri rin ang talambuhay at katauhan ng bawat isa at sinisiyasat ang anumang dapat linawin kaugnay nito. Sa hakbang na ito natutulungan silang mapaunlad pa ang kanilang positibong katangian at mapangibabawan ang mga kahinaan. Hakbang din ito para mahadlangan ang pagpasok sa Partido ng mga elementong di kanais-nais.

## Pagpaparami

Mula sa wala pang isandaan noong huling bahagi ng 1968, lumago ang kasapian ng Partido hanggang mahigit 2,000 noong 1972. Subalit sa loob ng sumunod na ilang taon, naging mabagal ang pagrerekluta, at isa pa, nanatili itong partidong kadre sa kabuuan.

Mula 1976, pagkaraang simulan ang pagpapatupad sa "Mahigpit Nating mga Tungkulin," mabilis na lumago ang kasapian ng Partido. Gayunman, marami pa ang kailangang irekluta para sa mga gawaing kinakaharap ngayon ng Partido--sa mga teritoryo, hukbong bayan, iba-ibang linya ng gawain, at kahit mga organo ng administrasyon.

Bagamat dumami na rin ang mga kasapi ng Partido mula sa uring manggagawa, kaunti pa rin sila kung ihahambing sa mga kasaping magsasaka. At dahil ang Partido ang pinakasulong na destakamento ng proletaryado, nararapat lang na pag-ibayuhin ang pagrerekluta ng mga manggagawa sa Partido, laluna ng nasa industriya.

Sa mga sonang gerilya, dapat ipagpatuloy ang pagrerekluta sa Partido ng mga aktibistang magsasaka, habang binibigyan ng dagdag na pansin ang mga manggagawang bukid at manggagawa sa mga empresang matatagpuan doon. Sa mga lugar na may mga komunidad ng pambansang minorya, kailangang asikasuhin ang pag-organisa at pagrerekluta ng mga aktibista sa hanay nila.

Dumadami at nagiging mas kumplikado ang mga gawain ng Partido na nangangailangan ng mga partikular na kasanayan, at para dito'y dapat bigyang-diin ang pagrerekluta sa mga istudyante at propesyunal, laluna ang mga may ispesyal na kasanayan tulad ng duktor, inhinyero, teknisyan at iba pa.

Matutugunan ang mga pangangailangang ito ng maramihang pagrerekluta sa kanayunan at kalunsuran kung makapagpapalitaw ng maraming aktibista. Ngayong tumitindi ang digmang bayan, lalong nagiging paborable ang kundisyon para sa paglitaw ng malaking bilang ng aktibistang masa at Pulang mandirigma. At para makapagrekluta ng maraming kasapi ng Partido mula sa hanay nila, kailangan ang sistematiko at sinusubaybayang pagpapaunlad.

## Pagsisistematisa

Hindi makakapagrekluta nang maramihan at sistematiko kung walang mga batayang yunit ng Partido--sangay sa lokalidad at grupo ng Partido sa organisasyong masa--na nakalubog sa masa at nagpapalitaw ng mga aktibista sa pamamagitan ng mga organisasyong masa at kilusang masa.

Gumagawa ang mga sangay at grupo ng Partido ng mga kongkretong plano sa pagpaparami ng kasapi. Ihinahanda ang mga aktibista sa pamamagitan ng pagbibigay ng pag-aaral, paggabay sa pagkilos at pagtatakda ng angkop na gawain, samantalang pinupukaw at binibigyan ng direksyon ang kanilang sigla at inisyatiba.

Pagkaraan ng takdang panahon, at alinsunod sa plano ng kinauukulang yunit ng Partido, maaari nang irikumenda bilang kandidatong kasapi ang mga abanteng elemento. Kung kolektibo ang pagsisikap, mas marami ang naipapaloob sa Partido kaysa kung sari-sariling nagrerekluta ang indibidwal na mga kasama.

Ang pinakamababang antas sa organisasyon ng Partido na tumatanggap ng kandidatong kasapi ay komiteng seksyon o subseksyon (komiteng tagapagpaganap ng sangay), komiteng seksyon sa platun ng BHB, at grupo ng Partido sa malalaking organisasyong masa. Sa ilang rehiyon, ang mga abanteng elemento ay binibigyan ng panimulang oryentasyon sa Partido at saligang aktitud ng komunista bago sila pasumpain bilang kandidatong kasapi ng Partido.

Ang mga tungkulin at karapatan ng kandidatong kasapi ay tulad ng sa ganap na kasapi, liban sa dalawang bagay: hindi siya maaaring bumoto o iboto, at hindi siya kasali sa pagbubuo ng disisyon sa loob ng Partido. Kabilang sa karapatan niya ang lumahok sa diskusyon sa mga mi-

ting ng Partido, magharap ng mungkahi, pahayag at reklamo sa alinmang organisasyon ng Partido o organo sa alinmang antas, at pumuna sa alinmang organisasyon, organo o kasapi ng Partido sa mga miting ng Partido.

Ang komiteng seksyon din (o katumbas nito) ang gumagawa ng mga plano sa pagpapaunlad ng mga kandidatong kasapi para maging ganap na kasapi. Gayunman, tungkulin ng bawat yunit ng Partido na magsuri sa pana-panahon para matiyak na ang pormal na katayuan ng bawat isang kasapi ng nakapaloob sa yunit ay tunay na sumasalamin sa kanyang wastong katayuan sa organisasyon. Maraming yunit ng Partido ang nagkukulang sa bagay na ito. May mga mahusay magrekluta ng kandidatong kasapi, pero di sapat na nagpapahalaga sa pagpapaunlad sa kanila para maging ganap na kasapi; o kaya'y dahil matagal nang kandidatong kasapi, itinuturing silang ganap na kasapi nang di ayon sa tamang kaparaanan; o kaya'y ipinapaubaya na lamang sila sa yunit na lilipatan, samantalang pinababayaan naman ng nilipatang yunit na sobrang tumagal bilang kandidatong kasapi ang mga bagong galing sa ibang yunit.

Binibigyan ng angkop na atas at mga pag-aaral



PINAPASUMPA



Pinagpapasyahan ng komite na imbitahing maging kasapi

Masusing sinisiyasat ang katauhan at sinusuri ang rekord sa pagkilos

Pinipili ang pinakaabante sa kanila; mulat na ihinahanda sa pagsapi sa Partido



Binibigyan sila ng pag-aaral




Maraming aktibista ang pinalilitaw at pinapanday sa pakikibakang masa

Dapat iprograma ng kinauukulang yunit ang pagpapaunlad ng mga kandidatong kasapi dito para maging ganap na kasapi. Kung ihahambing sa mga aktibista, higit na pansin ang iniuukol sa mga kandidatong kasapi sa pagbibigay ng masinsing gabay, angkop na pagtatakda ng gawain, at pag-aaral.

Ang komiteng distrito ay mayroon ding tungkuling subaybayan ang pang-ideolohiya, pampulitika at pang-organisasyong pag-unlad ng mga kandidatong kasapi. Edukasyon ang pangunahing paraan ng pagtiyak sa pang-ideolohiyang pag-unlad ng mga kandidatong kasapi. Mahalaga para sa maramihan at sistematikong pagrerekluta sa Partido ang pagkakaroon ng isang grupo ng instruktor sa antas ng distrito, na makatutugon sa pangangailangang bigyan ng pampartidong pag-aaral ang mga kandidatong kasapi sa mga seksyon at sa mga yunit ng hukbong bayan.

Ang pagtanggap ng ganap na kasapi ay nakabatay sa kasaysayan ng pagkilos at pag-unlad ng kandidatong kasapi at saklaw dito ang panahon ng pagiging kandidatong kasapi at maging ang panahon ng pagiging aktibistang masa. Kailangan pa ring muling suriing mabuti ang kanyang nakaraan at katauhan. Mangyari pa, iniaangat bilang ganap na kasapi ang lahat ng naging kasiya-siya ang pagkilos at pang-ideolohiyang pag-unlad, kung walang kwestyon sa katauhan nila.

Sa gayon, sa pamamagitan ng mga kongkretong balak ng mga yunit ng Partido, nasisistematisa ang maramihang pagrerekluta ng Partido; naihahanda ang maraming kandidatong kasapi at naiaangat sila bilang ganap na kasapi sa tamang panahon. ●

# Debalwasyon

Lalo pang ibinaba ng pasistang diktadura ang halaga ng piso noong Hunyo 23. Mula sa palitang ₱10.20 sa isang dolyar, ipinako nito ang palitan sa ₱11.00 sa desperadong pagsisikap na sagipin ang salaping mabilis na lumulubog.



Bago ang huling debalwasyon, ang isang libra ng langis ng niyog na nagkakahalaga ng ₱2.14 ay ibinebenta sa abrod nang $0.21. Ibig ng rehimen na madispatsa ito nang mura sa pandaigdigang pamilihan. Bunga ng debalwasyon, ang parehong kantidad at halagang ₱2.14 ng langis ng niyog ay maibebenta na ngayon sa mas mababang presyo sa dolyar na $0.19. Subalit ang aktwal na halaga ng kita ng magsasaka sa niyog ay mas mababa kaysa dati.

Sa kabilang banda, ang dating binabayaran ng Pilipinas sa halagang ₱306 para sa $30 na halaga ng isang bariles ng krudo ay nagkakahalaga ngayon ng ₱330.

Sa maikling salita, kailangan ngayon ng Pilipinas ng mas maraming piso para bayaran ang mga binibili sa ibang bansa, habang ibinebenta ang mga kalakal nito sa mas mababang presyo. Sa kabilang banda, makukuha ng imperyalismong US ang mga hilaw na sangkap na kailangan nito sa lalong kaunting dolyar, at maibebenta nito ang mga kalakal sa lalong mataas na presyong piso.

Ang kagyat na problema na nais lutasin ng rehimen sa debalwasyon ng piso ay ang mabilis na paglaki ng depisit sa balanse ng bayaran (*balance of payments* o BOP) [AB, Enero 1983]. Ang dolyar na kinikita ng ekonomya ng Pilipinas ay laging mas mababa sa ginagastang dolyar, at ito'y nagreresulta sa depisit taun-taon.

Noong unang anim na buwan ng taong ito, umabot ang depisit sa kulang-kulang $600 milyon; kayat napilitan ang rehimen na baguhin ang tinatantyang depisit para sa buong 1983, at ginawa itong $800 milyon mula $600 milyon. (Noong 1982, umabot ito ng $1,135 milyon para sa buong taon.) Sa kalakhan, ang depisit sa balanse ng bayaran ay bunga ng pagkalugi sa kalakalang panlabas.

Ibinaba ang halaga ng piso sa palitan nito sa dolyar dahil nais ng rehimen na hikayatin ang mga eksport para kumita ng dolyar, at pahinain ang pag-iimport upang makatipid ng dolyar. Subalit ang debalwasyon, kung sakali, ay pansamantalang nakapagpapagaan lamang sa problema ng balanse ng bayaran. Ang problemang ito'y resulta at manipestasyon ng pagtindi ng krisis ng malakolonyal at malapyudal na ekonomya.

## Dominasyon

Ang palagiang kakulangan ng dolyar at ang taunang paglaki ng depisit sa balanse ng bayaran ay bunga ng dominasyon ng imperyalismong US sa ekonomya ng Pilipinas [AB, Abril 1983]. Pinalakas ng imperyalismong US ang pyudal at malapyudal na pagsasamantala sa agrikultura at hindi nito pinahintulutan ang bansa na makamit ang tunay na industriyalisasyon at pag-asa sa sarili sa ekonomya. Sa gayon, ang Pilipinas ay pinanatiling tagaeksport na lamang ng mga hilaw na sangkap at kaunting produktong magaan, at tagaimport ng mga yaring produkto. Ginagamit ng imperyalismong US ang ganitong pagkaatrasado ng ekonomya para kumita nang malaki sa pagbibili nang mura at pagbebenta nang mahal.

Lalong nagiging di pantay ang kolonyal na kalakalan sa pagtindi ng krisis ng imperyalismo dahil ipinapasa nito ang →

## SA ISANG SULYAP...

- Itinaas nang hanggang 32 sentimos ang presyo ng isang litro ng mga produktong petrolyo: gasolina, gaas, atbp.
- Itinaas ng National Power Corporation ang singil sa elektrisidad.
- Itinaas ang singil sa pasahe.
- Itinaas nang 6.9% ang presyo ng abono--₱38.00 karagdagang gastos para sa bawat ektarya.
- Napakaliit ng dagdag sa kinikita ng masa: manggagawa--ang kalakhan ng ₱3.50 dagdag ay sa alawans lang o kaya'y sa Oktubre pa ibibigay; magsasaka--dati nang humihiling ng dagdag sa presyo ng palay; binigyan ngayon ng dyis sentimos.




pasanin sa mga malakolonya tulad ng Pilipinas. Mas kaunti ang pamimili dito ng US, at sa mababang presyo pa man din, habang itinatambak dito ang labis-labis na sariling mga produkto sa mas mataas na presyo.

Higit pang lumalaki ang depisit sa pagluluwas ng malalaking ganansya ng mga empresang monopolyo ng US at ng ibang namumuhunang dayuhan sa Pilipinas. Nasasaid din ang dolyar dahil sa mataas na presyo ng mga kagamitan at materyales na iniimport para sa mga programa sa imprastruktura ng rehimen. Gayundin sa maraming kinakailangang import ng mga empresa ng burgesyang kumprador, na ang pinakamalalaki ay pangkat ni Marcos ang may-ari. Gumagasta ng dolyar di lamang sa aktwal na presyo ng mga produkto at serbisyong binibili sa labas, kundi pati sa kinikikil ng mga bulok na upisyal.

Para takpan ang taunang depisit sa balanse ng bayaran, malaki ang inuutang ng rehimen sa labas ng bansa. Sa pamamagitan nito'y artipisyal na naaalpasan ang problema sa balanse ng bayaran. Pero lagi namang umuubos ng dolyar ng Pilipinas ang pangangailangang bayaran ang mga utang na ito, kasama na ang interes, kayat lalo lang lumalaki ang depisit sa BOP. Dagdag pa, dahil sa mabibigat na kundisyon ng pautang, at dahil lalo pa nitong binubuksan ang ekonomya sa imperyalistang pagsasamantala, lumalala hindi lamang ang problema sa balanse ng bayaran kundi ang krisis ng ekonomya sa kabuuan.

## Nakatuon sa pag-eeksport

Alam ng imperyalismong US na makakaapekto ang tumitinding krisis sa istabilidad ng paghahari nito sa Pilipinas, kayat ipinataw nito ang istratehiyang nakatuon sa pag-eeksport (*export-oriented strategy*) sa nakaraang dekada. Ngunit sa nakaraang ilang taon, lumitaw ang pagkabigo ng istratehiyang ito. Di nito matakasan ang mga likas na kontradiksyon ng malakolonyal at malapyudal na ekonomya.

Patuloy na sinagkaan ng pyudalismo ang pag-unlad ng produksyong agrikultural kabilang na ang produksyon ng mga tradisyonal na eksport. At dahil walang tunay na industriyalisasyon, umasa nang malaki ang produksyon ng manupakturang nagaan sa mamahaling iniimport na sangkap at kagamitan, na siyang nagpababa sa ganansya mula sa pagbebenta ng mga kalakal na ito sa ibayong dagat.

Ang resesyon sa mundong kapitalista ang panlabas na salik na nakadagdag sa pagkabigo ng istratehiyang nakatuon sa pag-eeksport. Higit nitong pinababa ang bilang at presyo ng mga eksport ng Pilipinas at pinahigpit ang proteksyonismo ng mga bayang kapitalista laban sa mga produktong nagaan at iba pa mula sa mga kolonya at malakolonya.

Dahil bigo ang istratehiya, gusto ngayon ng imperyalismong US na "repormahin"

ito. Sa pamamagitan ng Pandaigdigang Pondo sa Pananalapi (IMF) at Bangkong Mundyal (WB), inatasan ang papet na rehimen na ipatupad ang tinatawag nilang *structural adjustment program* [AB, Mayo 31, 1981]. Ang huling debalwasyon ng piso ay bahagi nito. Sa kabuuan, ang programa ay naglalayong alisin ang anumang natitirang balakid sa pagpasok ng dayuhang kapital at kalakal.




## Pagpiga

Kagyat at masaklaw ang epekto ng debalwasyon sa kabuhayan ng mamamayan. Tinutulak nito pataas ang presyo ng mga iniimport, unang-una na ang petrolyo.

Noong umpisa ng 1983, nahirapan ang rehimen na itaas ang presyo ng petrolyo dahil bumaba ang pandaigdigang presyo nito. Iniangkas ngayon sa debalwasyon ang pagtataas. Sa ganitong pagtataas, di lamang binigyan ng rehimen ng dagdag na ganansya ang mga kumpanya ng langis; ginamit din nito ang pagkakataon para palitan ng bagong buwis ang *consumer price equalization fund* (isang mapanlinlang na dating buwis sa konsumer para sa pakinabang ng mga kumpanya ng langis).

Sa pagtaas ng presyo ng petrolyo at ibang mga import, sumusunod ang pagmahal pa ng mga pangunahing kalakal at serbisyo. Kahit ibilang pa ang dagdag na ₱3.50 sa minimum, higit na kaunti ang mabibili sa sahod ngayon kaysa kailanman sa nakaraan.

Dahil din sa debalwasyon, mahihirapan ang taumbayan sa iba pang paraan.

Ang ganansyang nakukuha ng kapitalista sa tumaas na halaga sa piso ng kanyang inieeksport ay binabalewala ng mas mataas na gastos sa produksyon; at kung minsan pa nga'y lugi pa siya. Upang mamantini ang pangkahalatang antas ng ganansyang nakukuha ng mga kapitalista bago magdebalwasyon, pepwersahin nila ang mga manggagawa na taasan ang produksyon. Sa madaling salita, titindi ang pagsasamantala sa manggagawa.

Sa kabilang banda, bibigat ang buwis na kinukuha ng rehimen sa taumbayan, dahil mas maraming piso na ngayon ang kailangan para mabayaran ang utang sa labas ng Pilipinas.

Bunga ng mga ito, lalong mamahal ang lahat. Matutuklasan ng mga manggagawa at iba pang sumasahod na lalo pang di nakasasapat ang kinikita nila, habang ang mga magsasaka naman ay kailangang gumasta nang mas malaki para sa kanilang pangangailangan sa bukid. Para sa mga natitirang empresang Pilipino, lumalaki ang panganib na mabangkrap.

## Edukasyon at pakikibaka

Di mapipigilan ng imperyalistang "istratehiyang nakatuon sa pag-eeksport" ang pagtindi ng krisis sa ekonomya. Ni ang mga repormang gusto ng mga imperyalista, ni ang pansamantalang pagbangon ng ekonomya ng US, ay walang magagawa para ipagtagumpay ang nasabing istratehiya. Patuloy na maproproblemahan ang diktadurang US-Marcos ng depisit sa kalakalan at balanse ng bayaran. Paulit-ulit itong aasa sa mas maraming utang panlabas at patuloy na debalwasyon ng piso. Ang batayang kontradiksyon ng malakolonyal at malapyudal na lipunan ay walang iniiwang paraan sa paglutas ng krisis kundi ang pambansa-demokratikong rebolusyon.

Habang tumitindi ang krisis, higit pang niyayakap ng mamamayan ang rebolusyonaryong solusyon sa kanilang paghihirap. Lubos na ginagamit ng Partido ang mga pagbabagong nagaganap sa kalagayan ng ekonomya para ilantad ang imperyalismong US at papet nitong rehimen. Ang pagpataw ng mas mabigat na pasaning pang-ekonomya sa mamamayan ay dapat sagutin ng mas malaking mga mobilisasyon sa anti-imperyalistang pakikibaka ng batayang masa ng mamamayan, laluna ng magsasaka; ng paglawak at pagtindi ng pang-ekonomyang pakikibaka ng sambayanan sa kabuuan; at higit pang pagsulong ng kilusang antipasista, anti-imperyalista at antipyudal.

# Biguin ang mga kampanya ng kaaway!

Tinipon sa Kampo Aguinaldo kamakailan ang pinakamatataas na upisyal ng AFP para tasahin ang takbo ng kanilang mga operasyong militar laban sa rebolusyonaryong kilusan sa iba't ibang dako ng kapuluan.

"Matagumpay ang pagsisikap ng gubyerno na akitin ang puso't diwa ng mamamayan sa mga lugar na kinikilusan ng mga rebelde. Tagumpay ang Oplan Katatagan," anang tagapagsalita ng AFP pagkatapos. Sa ganito'y sinikap niyang ikubli ang tunay na paksa ng pulong, at, mangyari pa, ang tunay na pagtatasang nabuo roon.

Subalit alam ng mga heneral na nagpulong na pumapalya ang Oplan Katatagan at kanilang mga kampanyang militar, sa harap ng tumitigas na paglaban ng malawak na masa sa reaksyonaryong paghahari ng pangkating US-Marcos sa bawat lugar. Patuloy na lumalakas ang Bagong Hukbong Bayan.

Panakip at pambawi lang ang Oplan Katatagan--na nagpapatampok sa ilang proyektong pangkawanggawa ng AFP at sa kooperasyon dito ng mga lokal na reaksyonaryo--para sa madugong mga krimen ng pasistang tropa laban sa masa sa kanayunan.

## Mga kampanya ng kaaway

Dalawang malaking kampanya ang inilulunsad ngayon ng AFP sa mga larangang gerilya ng BHB sa hangganang Quezon-Bikol at sa timog-silangang Mindanaw. Sa maraming ibang larangang gerilya sa buong kapuluan, patuloy ang mas maliliit na kampanya't operasyong militar.

Layunin ng mga kampanya, sa antas ng istratehiya, na mapagpasyang wasakin ang buong rebolusyonaryong pwersa--ang Partido Komunista, ang hukbong bayan at mga rebolusyonaryong organisasyong masa--sa isang may kalawakang lugar.

Kung noong unang panahon ng paglulunsad ng armadong pakikibaka'y sinisikap ng mga reaksyonaryo na "kitlin ang usbong" ng rebolusyonaryong kilusan (gaya ng hinangad nilang gawin sa Isabela noong 1971-74), ngayon ay abala sila sa pagpigil sa pag-unlad at paglawak pa nito.

Sapagkat sa halip na masugpo ang hukbong bayan habang lubhang maliit at mahina pa, lalo lamang lumalim ang ugat nito sa masa, lalo lang dumami at lumawak ang mga larangang gerilya, at lalo lang napanday sa init ng digma ang mga Pulang mandirigma ng BHB.

Kayat sa halip na makapagkonsentra ng higit na nakalalamang na pwersa sa isa o dalawang makitid na larangan, gaya ng nagagawa nila dati, banat na banat ngayon ang AFP sa tauhan, kagamitan at panustos. Kahit 20 porsyento ng kanilang kabuuang pwersa ay di mailagay sa iilang lugar na pinagkokonsentrahan.

Isinasagawa ang bawat kampanyang militar alinsunod sa isang komprehensibong plano, na may malakas na pwersang kalahok sa ilalim ng iisang koman, may malawak na eryang sinasaklaw, at may takdang tagal.

Maoobserbahan sa malaking mga kampan- →

'KATATAGAN'



yang militar nitong nakaraan, gaya ng Oplan Cadena de Amor sa Quezon-Bikol, ang masusing pansin ng kaaway sa gawaing paniniktik, paggamit ng maruming mga taktika ng "*psywar*," at pagpiga ng lubos na pakinabang sa kalamangan nila sa transportasyon at komunikasyon. Habang tumatagal, palaki nang palaki ang kanilang mga pormasyon. Kapansin-pansin ang pakikialam ng pinakamatataas na heneral sa takbo ng kampanya.

## Mga operasyong militar

Ang kampanyang militar ay binubuo ng isang serye ng mga operasyon o aksyon. Nahahati ang mga operasyon ng AFP sa tatlong klase: ang mga *strike operations* o panagupa (tinatawag din nilang *search and destroy*), ang mga *consolidation operations* o pagkonsolida sa lugar (tinatawag ding *clear and hold*), at ang *related operations* na bukod sa naunang dalawang klase pero sumusuporta sa mga ito.

Pambubulabog at pagdurog sa mga pwersang gerilya ng BHB, at sa makinaryang sumusuporta rito, ang misyon ng mga aksyong kabilang sa strike operations--patrulya, reyd, kubkob, tugis at ambus. Sa pamamagitan din ng mga operasyong ito'y gustong pasiklaban ng kaaway ang masa, sa pag-aakalang masisindak ito't madedemoralisa sa kanilang pagpapakita ng lakas. Katangian ng mga operasyong ito ang pagiging makilos ng maraming regular na pwersa.

Sa mga operasyong pangkonsolida naman, ang pangunahing misyon ng kaaway ay kontrolin at wasakin ang baseng masa ng BHB, at ibalik o palakasin ang reaksyonaryong kapangyarihang pampulitika sa lugar.

Bukod sa paghahamlet at pagtatakda ng "*free-fire zones*" (na ang sinumang mamamayang pumasok ay malayang binabaril), mga operasyong pangkonsolida rin ang panghuhuli, pananakit, pagkulong o pagpatay sa mga suspetsadong may kinalaman sa kilusang lihim; pagbabawal sa mga pulong at aksyong masa; pagtatayo ng mga tsekpoynt; pagpapalista sa lahat ng naninirahan sa lugar; pamimilit sa mga indibidwal na managot at magsumbong kapag may di normal na pangyayari sa lugar; at marami pang iba.

Labas sa mga tropang regular at paramilitar, ang mga lokal na upisyal ng gubyerno ay kalahok sa mga aksyong pangkonsolida, gayundin ang mga reaksyonaryong organisasyong sibiko, at mga grupo o sekta ng panatikong anti-komunista.



Kabilang naman sa ikatlong klase ng operasyon ng kaaway ang paniniktik sa masa, operasyong psywar at operasyong *civil affairs* na kundi "*civic action*" ay programa para kontrolin ang kabuhayan at kilos ng mamamayan [AB, Marso 31, 1982]. Naglulunsad din ngayon ng mga proyektong "KKK" sa ilang piling lugar, sa layuning linlangin ang masa at paasahin sila sa mga pangakong inilalawit ng rehimen kapalit ng kanilang "pananahimik" [AB, Agosto 1982].

## US at AFP

Ang konseptong nasa likod ng mga taktika ng AFP sa kontra-rebolusyon ("*counter-insurgency*") ay unang pinino mahigit 30 taon na ang nakakaraan, nang maglunsad ang imperyalismong US ng malakihang kampanya para durugin ang lumang hukbong bayan. Samantalang maingay na nagpapagawa ang papet na tropa ng mga poso at kubeta sa Gitnang Luson, buong bangis nilang sinusupil ang rebolusyonaryong masa at ang hukbong bayan.

Mula sa tagumpay na iyon ng armadong kontra-rebolusyon (na ibinunga ng malalaking pagkakamali sa linyang pampulitika't militar ng rebisyonistang liderato ng lumang Partido), ang mga pamamaraang nagkukumbinasyon ng linlang at dahas ay itinuturo ngayon ng imperyalismong US sa mga papet na rehimeng nakakaharap ng armadong pakikibaka ng sambayanan para sa pambansang paglaya. Parehong mga operasyon, halimbawa, ang ibinubunsod ng US ngayon sa El Salvador sa Gitnang Amerika.

Bagamat nakatago ang kamay ng mga imperyalista sa likod ng mga operasyon at kampanya ng AFP, walang duda na ang US ang nagpapayo at tumutustos sa papet na hukbo. At sa sandaling di na makayanang mag-isa ng rehimeng Marcos na pigilan ang pagsulong ng rebolusyon tungo sa tagumpay, di malayong maganap ang tuwirang panghihimasok ng US sa digmaang sibil sa Pilipinas.

## Pagbigo sa kampanya ng AFP

Ang rebolusyonaryong kilusan ay wala pang sapat na lakas ngayon, sa militar at pulitika, para wasakin ang mga kampanyang militar ng kaaway.

Pero ang mga ito ay kaya nating guluhin at biguin, sa paggamit ng tatlong sandata: ang armadong pakikibaka, pagpapakilos sa masa, at pagpapahina sa kaaway mula sa loob.

Pangunahin sa tatlo ang armadong pakikibaka, na ang kasalukuyang istrate-



**ILAN SA MALALAKING OPERASYON NG AFP MULA 1969**

*Oplan Prophylactic*, 1969-70, Tarlac at Pampanga: 5,000 tropa (regular, lokal, at paramilitar); pangunahing pwersa--Task Force Lawin
Isabela, 1972-74: 15,000 tropa noong pinakamatindi
Camarines Sur (pook ng Tigaon), 1972-73: 2 hanggang 3 batalyon ng PC
Casiguran, Aurora, 1974-75 (isa't kalahating taon): 3 - 4 batalyon
*Oplan Aurora Borealis*, Cagayan at Isabela, 1978-79: 4 batalyon ng PC/PA, 2 batalyon ng lokal na PC-INP, at 1,000+ tauhan ng CHDF
Sorsogon, 1974-75: 2 - 3 batalyon
Samar, 1980-81 (halos 2 taon): 8 batalyon sa pinakamatindi
*Oplan Cadena de Amor*, Quezon-Bikol, 1982-83 12 batalyon
Davao del Norte at Davao Oriental, 1982: 3 batalyon
Davao Oriental, 1976-77
Panay, 1981-82: 3 batalyon
Kalinga-Apayao, 1975-81

hiya ay "pasuntukin sa hangin ang kaaway at magpalakas ng pwersa batay sa mga maliitang paglipol sa kaaway." Umiiwas ang pwersang gerilya sa malalaki't malalakas na pwersa at operasyon ng kaaway, habang naglulunsad ng mga taktikal na opensiba na lumilipol sa mahihinang bahagi nila. Samantala, naglulunsad din ng pantulong na mga aksyon ang mga partisano at milisyang bayan.

Mahigpit na tinatanganan ng BHB ang linya ng pakikidigmang gerilya, pinapa-rami at pinapatatag nito ang mga ganap na yunit gerilya (GYG), yunit partisano at milisya, at pinapalawak at kinokonsolida ang mga larangang gerilya. Sa mga aksyong militar, tinitiyak ng mga koman ng BHB ang koordinasyon sa pagitan ng mga sona't baseng gerilya at ng puting purok; sa pagitan ng mga GYG, milisya at organisadong masa; sa pagitan ng pakikidigmang gerilya ng mga GYG at ng pakikidigmang partisano; at sa pagitan ng mga larangang gerilya.

Sa kabilang banda, militanteng kumikilos ang malawak at organisadong masa para tutulan ang pananakot at pandarahas ng kaaway. Sa kanilang partisipasyon sa iba't ibang porma ng pampulitikang pakikibaka, nakikita ng taumbayan ang lakas na taglay nila at lalong napapanday ang kanilang determinasyong lumahok, magtanggol at magtagumpay sa kanilang rebolusyon.

Ang kanilang pagkilos ay lumilikha ng malakas na opinyong publiko laban sa pasistang pang-aabuso. Dagdag pa, ang gayong pagkilos ay nagpapabagal o humahadlang sa mga hakbang na gustong ipilit ng kaaway sa sambayanan.

Samantala, napakahalaga ng tuwirang naiaambag ng masa sa armadong pakikibaka, laluna sa paniniktik sa kaaway at pagbibigay ng serbisyong pansuporta sa hukbong bayan.

Susi sa pagkilos ng masa sa panahon ng kampanya ng kaaway ang pagkakaroon ng laganap at malakas na mga sikretong organisasyong masa, sa pamumuno ng matatag na organisasyon ng Partido sa antas ng distrito.

Ang pangatlong sandata para biguin ang mga kampanya ng kaaway ay ang pagpapahina sa determinasyon nilang lumaban. Dito'y may importanteng papel ang masa sa pagkukumbinsi sa mga mersenaryong kamag-anak at kilala nila na talikuran ang mga amo nilang reaksyonaryo. Mga obhetibong batayan ng demoralisasyon ng kaaway ngayon ang mga hidwaan sa pagitan ng mga upisyal na sibilyan at militar, sa pagitan ng mga regular na tropa at pwersang pulisya, at sa pagitan ng mga sundalo't upisyal nila.

## Perspektiba

Siguradong titindi pa ang mga operasyon at kampanyang militar ng kaaway habang umaabante ang rebolusyonaryong kilusan sa lahat ng mga larangang gerilya. Ang marahas na paggigiit na barahan ang pagsulong ng rebolusyon, at ibalik ang kanilang reaksyonaryong paghahari sa malawak na bahagi ng kapuluan, ay sukatan ng pinsalang idinudulot sa kaaway ng lumalaking mga tagumpay ng digmang bayan para sa kalayaan at demokrasya.

Walang puwang para maging kampante ang rebolusyonaryong pwersa laluna sa mga lugar na di pa gaanong nakalalasap ng pananalakay ng kaaway. Kailangang ihanda ang sarili sa anumang pagbabago sa kalagayan, magpakatalas sa pagsusuri, at samantalahin ang bawat pagkakataon para isulong ang rebolusyon sa lahatang-panig na paraan. ■

# *Bawat bala, bawat butil*

-- Nilapitan ng mga gerilyang bayan ang inambus na trak at kinuha agad ang armas ng kaaway--isang masinggang M60, dalawang M203 at limang armalayt. Kinuha rin ang lahat ng magasin at mahigit sanlibong bala; gumamit ng patalim ang isang gerilya para makuha ang ammo *belt* na naipit ng isang pasista.

-- Nagpupulong noon ang balangay ng Samahan ng Makabayang Magsasaka. Gaano karaming butil ang mailalaan nila buwan-buwan para sa hukbong bayan? Maingat na tinimbang ng mga kasapi ang kagustuhang magtakda ng malaking regular na ambag at ang papahirap namang kabuhayan nila sa lugar. Iniugnay nila ang usapin sa pagsusulong pa ng rebolusyong agraryo at pagpapaunlad sa produksyon.

-- May pumaradang dyip sa tabi ng isang bahay sa syudad. Mabilis na ikinarga ng mga kasama ang mga kahong sari-sari ang laman--20 metro ng telang magagawang pantalon at iba pa; malalaking piraso ng plastik na pwedeng gawing tolda at sapin; mga uniporme sa CMT; mga dyaket, sapatos at mga kamisetang madilim ang kulay; at mga gamot na minarkahan ng mga pangalan at paggagamitan. Ilang minuto pa, patungo na ang dyip sa isang larangang gerilya.

-- Kausap ng isang kadre ng Partido ang isang kaalyado. Buhay na buhay ang kwentuhan sa pinakahuling mga pangyayari sa kalagayang pampulitika, at maraming tanong ng kaibigan ang sinasagot ng kasama. Bago natapos ang pagbisitang iyon, iniabot ng kaalyado ang isang sobreng naghihintay na sa isang taguan bago pa man dumating ang kasama. Ilang oras pa, nasa pag-iingat na ito ng kanyang kolektiba.

Sa ganitong mga pagkilos ng mga kasama sa kanayunan at kalunsuran, tinutugunan natin ang pangangailangan sa lohistika ng armadong pakikibaka. Sa mabilis na paglaki ng Bagong Hukbong Bayan at pagtaas ng antas ng labanang militar sa buong kapuluan, lumalaki rin ang kailangang tugunan sa gawaing lohistika.

Kaya't mahalagang masapol ng buong rebolusyonaryong hanay ang mga prinsipyong gumagabay sa ating gawaing lohistika, gayundin ang kahalagahan ng sistematikong pag-atupag sa kabuuan at baha-bahagi ng gawaing ito, para maaksimisa ang lumalaki ring kakayahan ng mamamayan na tustusan ang ibayo pang pagsulong ng ating digma.

## Mga prinsipyo

Patnubay natin sa gawaing lohistika para sa armadong pakikibaka ang prinsipyo ng pag-asa sa sarili, at ang prinsipyo ng simpleng pamumuhay at masikhay na paggawa.

Habang hinahangad nating makakamit ng malaking suporta mula sa ibang mga sambayanan para sa ating rebolusyon, pangunahin tayong umaasa sa sariling pagsisikap at nakukuha. Pinalilitaw natin ang ating armas at iba pang pangangailangan habang lumalaban, at batay sa lumalawak at lumalakas na kapangyarihan at impluwensyang pampulitika ng rebolusyonaryong kilusan sa buong bayan.

Bunga ng katangiang pulu-pulo ng ating bayan at ng pangangailangang italaga ang ating mga pwersang gerilya sa hiwa-hiwalay na mga larangan, mahalaga para sa mga rebolusyonaryong pwersa sa bawat pulo at bawat larangang gerilya ang kakayahang umasa sa sarili sa mahahabang panahon.

Habang lumalaki ang mga pangangailangan ng hukbong bayan, kasabay ng paglala pa ng kalagayan sa kabuhayan ng bansa, tumatampok ang kahalagahan ng simpleng pamumuhay at masikhay na paggawa. Dapat madama ng lahat ng kasama, sa loob at sa labas man ng mga larangang gerilya, na ang bawat sentimong natitipid mula sa di esensyal na gastusin, kapag natitipon, ay malaking ambag sa esensyal na mga pangangailangan ng malulusog at sapat na naaarmasang mga Pulang mandirigma.

## Sistematisasyon

Kailangang harapin natin nang sistematiko ang gawaing lohistika, laluna't patuloy itong lumalaki at nagsasanga-sanga sa maraming ditalye. Kapag kapos sa sistematisasyon ang anumang gawain, hindi natin namamaksimisa ang kakayahan ng rebolusyonaryong pwersa sa gawaing ito, may baha-bahagi ng gawain na di nabibigyan ng sapat na pansin, at may di kinakailangang pagkakadoble ng pagsisikap sa ilang bahagi.

Dapat saklawin ng sistematisasyon sa gawaing lohistika ang mahusay na pagtatakda ng makatotohanang mga target; pag-

hahanay ng mga prinsipal, sekundaryo at iba pang mga gawain, kasama na ang mga iskedyul ng mga ito; ang pagtatakda ng ispesipikong mga gawain ng bawat yunit at kagawad ng yunit, kasama na ang kasunod na pagsubaybay sa mga ito; at ang pana-panahong pagtatasa sa takbo ng trabaho para malutas ang sumusulpot na mga problema at maisulong ang pagsisikap tungo sa pagkamit ng mga takdang target.

Sa bawat larangang gerilya at sa bawat distrito, ang mga komite ng Partido ay dapat bumuo at magpatupad ng mga plano sa paglilikom at pag-iimbak ng pagkain, gamot at bala, at dapat mahusay na ibadyet at kwentahin ang mga suplay na ito.

## Pinagkukunan

Mula nang itatag ang Bagong Hukbong Bayan noong 1969, ang panandata nito ay pangunahin nating kinukuha sa kaaway sa larangan ng labanan. Pinaplano at isinasagawa ang mga taktikal na opensiba pangunahin para mang-agaw ng armas at bala. Sa pamamagitan ng mahusay na pagpaplano at mahigpit na disiplina, naiiwasan ang paggamit ng bala nang lampas sa kailangan. Nitong nakaraang mga taon, libu-libong malalakas na riple ang nakumpiska ng BHB sa malaki't maliit na mga taktikal na opensiba, at papalaki ang bilang ng mga operasyong walang putok.

Malaki rin ang ambag ng pag-iinisyatiba ng mga rebolusyonaryong aktibista sa paisa-isang pang-aagaw ng sandata at iba pang kasangkapang militar.

Habang nababanat natin nang lalong manipis sa malalaking pook ang mga pwersang militar ng kaaway, dumadami pa ang pagkakataon para sa kumpiskasyon ng armas.

Mayamang bukal ng suplay para sa hukbong bayan ang malawak na masa kapwa sa kanayunan at sa kalunsuran. Nariyan ang mga organisasyong masa at kanilang mga naiimpluwensyahan at napapakilos sa sari-sariling sektor. Nariyan pa ang mga kaalyado o kaibigang may kaya sa buhay na handang magbigay ng papalaking ambag. Sumasapat-sapat ang nalilikom na natin mula sa kanila ngunit kailangan itong maging mas marami, mas regular at mas sistematiko para makaagapay sa paglaki ng mga pangangailangan ayon sa pataas nang pataas na antas ng pakikidigma. Kung gayon, kailangang ipasok sa mga gawain ng mga organisasyon at komite ng Partido, at gayundin ay dapat hikayatin ang mga aktibista at mga organisasyong masa, na regular na mangalap, mag-imbak, at magpadala ng mga kagamitan at suplay para sa armadong pakikibaka.

Labas pa sa pangangalap sa mamamayan at pangungumpiska sa kaaway, bahagi rin ng gawaing lohistika ang mismong paggawa natin ng suplay at mga kagamitan. Sa produksyon ng pagkain, nariyan ang pagsasaka ng mga yunit milisya ng BHB sa mga bukiring sadyang inilaan para sa pagkain ng hukbong bayan. Sa usapin ng armas, nariyan ang paggawa ng mga kasama ng mga ··ndatang simple ngunit epektibo, gaya ng mga pugakhang at paltik. Napapaunlad na rin natin ang paggawa ng bala, laluna ng desabog.

Rebolusyonaryong mamamayan at mga kaalyado, ang kaaway, at ang sarili nating kakayahang lumikha. Dito natin kinukuha ang kagamitan at suplay na kailangan para patuloy na isulong ang ating rebolusyonaryong digma. ■



# MGA TEKNOKRAT: Di lang si Marcos ang 'bata ng Kano'

Sa nakaraang tatlong buwan, mariing tinuligsa ng mga katoto ni Marcos si Punong Minister Cesar Virata at iba pang teknokrat diumano'y dahil sa masugid na pagsunod nila sa mga dikta ng Bangkong Mundyal (WB) at Pandaigdigang Pondo sa Pananalapi (IMF).

Ang unang atake kay Virata ay nangyari sa pulong ng matataas na upisyal ng Kilusang Bagong Lipunan (KBL) noong Abril, patuloy na tumindi noong Mayo, at humupa lamang ilang araw bago ipinahayag ni Marcos ang debalwasyon ng piso nitong Hunyo.

Sino ba ang mga teknokrat? Ano ang relasyon nila sa rehimen, at sa mga imperyalista?

Ang mga teknokrat ay mga burges na ekspertong teknikal na may mataas na pusisyon sa pangangasiwa sa gubyerno. Kabilang sila sa burgesyang kumprador dahil tuwirang naglilingkod at tapat sila sa imperyalismong US. Binabayaran sila nang mahal--mataas na sahod at pusisyon, ispesyal na mga pribilehiyo't benepisyo.

Palibhasa'y matagal nang sinasanay at inaalagaan ng US, taglay ng mga teknokrat ang ideyalistang pananaw na ang tanging modelo ng kaunlaran ay ang ekonomyang kapitalista. Para sa kanila, ang susing usapin sa matagal nang mga problemang pang-ekonomya ng Pilipinas ay nasa pagtataas ng produksyon. Basta malutas ito, anila, malulutas na rin ang iba pang suliranin tulad ng papalaking agwat sa pamumuhay ng masang anakpawis at ng mga kumokontrol ng kagamitan sa produksyon.

Sa Pilipinas, at maging sa iba pang malakolonya ng US, ang papel ng mga teknokrat ay di hiwalay sa pakanang patibayin pa ang dominasyong imperyalista. Sa tingin ng US, kailangang makamit maski lang ang mga panlabas na palatandaan ng pang-ekonomyang pagsulong para matiyak ang pampulitikang katatagan, at mas mabuting iasa ang pagkakamit nito sa mga teknokrat.

Sumasang-ayon ang pangkating Marcos dito. Dagdag pa, ang tiwala ng mga pandaigdigang monopolyong kapitalista sa mga teknokrat ang nagpapalakas sa loob ng rehimen na manghingi ng ayuda at mangutang.

Ang mga teknokrat, na humahawak sa larangan ng pananalapi, industriya't komersyo, transportasyon at komunikasyon, enerhiya, badyet, pagpaplano, at iba pa, ang tumitiyak sa pagpapatupad sa programa ng rehimen sa "pagpapaunlad" (nakapako sa pag-eeksport at pangunahing umaasa sa dayuhang monopolyong kapital) na iniresata ng WB-IMF.

Nitong 1981, sa harap ng papatinding pagtuligsa at armadong paglaban ng mamamayan, at ng panganib na tuluyang bumagsak ang programa, nagpasya ang rehimeng US-Marcos na kunwa'y alisin ang batas militar at buuin ang isang teknokratikong kabinetang pinamumunuan ni Virata.

Ang pagkuha kay Virata bilang punong minister ng rehimen ay di naman nagbago sa dati nang kaayusan dito. Nanatili sa kamay ni Marcos ang pagdidisisyon, maging sa pinakamaliit na usaping kaugnay ng ekonomya. Ang nakamit naman ng US ay ang dagdag na pagkakataon para mailigtas at maituloy ang programa habang tinitiyak na nababayaran ang kanilang mga ipinautang sa rehimen.

## Bangayan

Tulad ng ipinakita ng mga sumunod na pangyayari, patuloy na nabibigo ang bawat pagtatangkang mailigtas ang programa. Nabaon nang nabaon sa utang ang rehimen habang pabigat nang pabigat ang mga kundisyong itinatakda ng di na mapakaling mga upisyal ng WB-IMF. Habang lumalaki ang problema sa ekonomya ng rehimen, lumulubha ang pampulitikang kabuwayan nito at sumusulpot ang mga bangayan maging sa hanay ng pasistang pangkatin.

Sa likod ng sinadyang pagtuligsa kay Virata ay ang pag-angal nina Marcos sa pagtatangka ng WB-IMF na higpitan ang paggasta ng rehimen. Bumalandra kina Marcos ang mga utos ng WB-IMF na palakasin ng mga teknokrat ang kontrol sa mga sinagip na korporasyong pag-aari ng mga kaibigan ni Marcos, at rendahan ang burara at tiwaling paggamit, partikular ni Imelda Marcos, sa mga pondo ng gubyerno.

Tumahimik lamang si Marcos matapos ipakita ng WB-IMF ang malaking tiwala nito sa mga teknokrat at ipamalas ng malalaking negosyanteng di kabilang sa pangkatin ang pagsuporta kay Virata bilang pagtutol sa barkadahan o "cronyism" ng rehimen. →




Pagsapit nga ng Hunyo, maamo pa sa tupang tinanggap ni Marcos ang dagdag na mga kundisyon ng WB-IMF kapalit ng pangakong dagdag na pautang (*standby credit*). At saka nagtungo si Virata sa tanggapan ng IMF sa France, para apurahin ito.

Gaya ng iba pang alitang nagaganap sa hanay ng mga lokal na reaksyonaryo, ang mga pangyayaring kinasangkutan nina Virata at mga teknokrat ay di nakabatay sa anumang pundamental na pagkakaiba ng pananaw. Sa kasong ito, lubos na nagkakaisa ang dalawang panig sa pagsisilbi sa imperyalismong US at nagtatalo lamang sila sa laki ng maaaring kurakutin ng naghaharing pangkatin. ●

# Mga sangganong pulis, isinasabak sa BHB

"Saan ninyo gustong maasayn--Samar, Davao o Bacolod?" tanong ng kanilang upisyal. "Bacolod na lang, *sir*!" ang isinagot ng grupo ng mga sangganong pulis na karamiha'y galing sa Metro Manila. Para sa kanila, ligtas pa ang madestino sa Bacolod. Ngunit doon sila nagkamali. Huli na nang matanto nila na kahit saan nila harapin ang Bagong Hukbong Bayan, nanganganib ang kanilang buhay.

Ang grupo ay kabilang sa INP Field Force na nakabase sa Fort Bonifacio, sa Metro Manila. Ang bumubuo sa pwersang ito ay mga pulis na bistado na ang korupsyon at pang-aabuso, na ginawang mga ispesyal na yunit. Sa simula, itinalaga sila bilang "*secret marshals*" na may permisong pumatay. Matapos nito, ipinadala sila sa mga larangang gerilya ng BHB para lumahok sa kontra-rebolusyonaryong kampanya ng AFP.

Kalabas-labas, dadaan lang pala sila sa Bacolod. Ang grupong laking-platun ay hinati sa dalawang *control group* at idineploy sa mga bayan ng Sipalay at Candoni sa timog Negros, sa ilalim ng PC Task Force Kanlaon.

Noong Enero, ilang myembro ng pangalawang control group, kasabay ang iba pang pasistang tropa, ang nakaengkwentro ng isang yunit ng BHB. Napilitan silang umatras at naiwanan nila ang isang ripleng M16. May isa ngang bumalik pa para sumurender at ibigay ang kanyang ripleng M2 sa mga mandirigma ng BHB.

Noong Marso, natikman ng 14-kataong grupong ito ang kanilang pangalawa at huling labanan sa Sipalay, Negros Occidental.

Putok ng baril ang gumising sa kanila. Reyd iyon ng BHB. Sinikap ng mga secret marshal na ipagtanggol ang kanilang pusisyon ngunit napasuko din sila nang nagsimulang masunog ang kampo. Dalawa sa kanila ang napatay sa 40-minutong labanan habang ang iba'y nasugatan. Nakumpiska ng mga Pulang mandirigma ang 12 ripleng M16.

Nang inspeksyunin ang kanilang mga ID at *mission order*, natuklasan ng yunit ng BHB na sila'y notoryus na mga secret marshal. Nagmakaawa ang grupo na huwag silang parusahan. "O sige," sabi ng mga Pulang mandirigma. "Dahil wala kami ngayong malinaw at sapat na batayan para patunayan ang inyong mga krimen, pakakawalan namin kayo. Pero dapat magsilbing babala ito sa inyo. Sawang-sawa na ang mamamayan sa inyong pang-aabuso." Isang buwan matapos silang pakawalan ng BHB, iniulat na ang grupo ay lumayas sa INP Field Force. ●

## BALITA

### Bicol

Sa tatlong reyd, isang ambus at maliliit na operasyon, nakakumpiska ang BHB ng 22 ripleng M16 at nakapatay ng 13 tauhan ng PC at CHDF sa Camarines Sur at Albay noong Abril at Mayo.

Pitong ripleng M16 ang nakumpiska at anim na tropa ng 564th Engineering Construction Battalion (PA) ang napatay sa ambus ng mga gerilyang bayan sa Bato, Camarines Sur, noong Mayo 31.

Noong Abril 22, sa probinsya ring ito, nireyd ng isang yunit ng BHB ang ditatsment ng 61st PC Bn sa Socorro, Binalacbac. Anim na ripleng M16, maraming bala at dokumento ng kaaway ang nakumpiska, at dalawang tropa ng PC ang napatay.

Nauna rito, nireyd at winasak ng mga Pulang mandirigma ang himpilan ng 253rd PC Company sa Cabraran, Jovellar, Albay, noong Abril 17. Apat na M16 ang nakumpiska at limang tropa ng PC ang napatay. Itinaon ng mga gerilya ang reyd sa panahong nasa sayawan ang ibang tauhan ng ditatsment.

Noon namang Mayo 19, isinagawa ang ikatlong reyd, sa ditatsment ng 254th PC Company sa Pio Duran, Albay. Dalawang M16 ang nakuha at isang tauhan ng PC ang napatay. ●

*(Silyab)*

## Cagayan

Walong malalakas na armas, kabilang ang isang masinggang M60 at dalawang M203 (armalayt-*granada launcher*), ang nakumpiska ng Bagong Hukbong Bayan sa ambus sa isang trak ng PC sa haywey sa Lallo, Cagayan, noong Mayo 14.

Ang iba pang nasamsam ay limang M16, isang pistol, 500 bala ng M60, at may 1,000 bala ng iba pang baril. Patay lahat ang walong tauhan ng 58th PC Ranger Battalion at mga impormer na sakay ng trak, kabilang ang isang tinyenteng *executive officer* ng 582nd PC Company at tagapagsanay sa *civil-military operations*. Ligtas na umatras ang mga gerilyang bayan.

Sa Lallo rin, noong Abril 27, isang tauhan ng PC ang umanib sa hukbong bayan, dala ang dalawang ripleng M16 na kanyang itinakas. ●

*(koresponsal)*

## Kalinga-Apayao

Tatlong pasistang upisyal ang napatay sa dalawang ambus ng mga gerilyang bayan sa Kalinga-Apayao noong Mayo.

Sina Tinyente Tagudis ng PC at Tinyenteng Pulis Emiliano Torres na hepe ng pulisya ng bayang Flora, ay napatay kasama ng tatlong tauhan ng PC, isang pulis at isang tauhan ng CHDF, nang ambusin ng BHB ang sinasakyan nilang trak sa baryo Lower Atok, Flora, noong Mayo 23. Nakumpiska ng hukbong bayan ang limang M16 at dalawang pistol.

Doon naman sa munisipalidad ng Conner, inambus at napatay ng mga Pulang geriliya ang hepe ng pulisya at apat na tauhan niya noong Mayo 31. ●

*(Baringkuas)*

## Anti-PCO

Nagsimulang gumulong noong kalagitnaan ng Hunyo ang malawak na kampanya laban sa Presidential Commitment Order (PCO), kasangkapan ng rehimen sa panunupil sa saligang karapatang demokratiko ng mamamayan.

Sa pamumuno ng Kilusan para pawiin ang PCO at Ibalik ang Writ, sunud-sunod na simposyum ang idinaos ng iba't ibang demokratikong sektor sa Metro Manila. Nagpahayag laban sa PCO ang arsobispo ng Maynila, si Kardinal Sin, at ang kilalang mga direktor sa pelikula na sina Lino Brocka at Mike de Leon. Tinuligsa din ang PCO sa kumperensya ng Philippine PEN, isang asosasyon ng mga manunulat sa Pilipinas.

Nagdaos ng demonstrasyon laban sa PCO ang mahigit 1,000 mamamayan sa Maynila noong Hunyo 28. Nagpiket sila sa harap ng Korte Suprema, saka nagmartsa sa pangunahing kalyeng Taft Avenue.

Nauna rito, kinatigan ng Korte Suprema ang kapangyarihan ni Marcos na ipaaresto at ipakulong nang walang taning ang sinuman, sa bisa ng PCO. [AB, Mayo 1983].●

## Hulyo 4

"Hindi pagkakaibigan ang namamagitan sa Estados Unidos at Pilipinas, kundi ugnayan ng imperyalistang bansa at kolonya nito!" pahayag ng isang tagapagsalita ng kabataan sa piket-rali na may 1,500 istudyante, manggagawa, propesyonal at taong-simbahan sa harap ng US Embassy sa Maynila nitong Hulyo 4.

Tinuligsa sa demonstrasyon ang panghihimasok na militar ng imperyalismong US sa Pilipinas, na ang pinakamatingkad na katibayan ay ang mga base at kasunduang militar, ang pagsakal ng US sa ekonomya ng bansa sa pamamagitan ng mga imperyalistang empresa at institusyon (gaya ng World Bank at IMF) at ang kolonyal na kontrol nito sa edukasyon at kultura.

Sinabi naman ng tagapagsalita ng Nuclear-Free Philippines Coalition na imposibleng walang armas-nukleyar sa mga baseng militar ng US sa Pilipinas.

Nagtapos ang rali sa pagsunog sa simbolong "Uncle Sam" ng imperyalismong US.●

# Ginunita ang tagumpay ng apat na bayan

Kamakailan, ipinagdiwang ng mga mamamayan ng Kampuchea, Vietnam, Mozambique at Nicaragua ang mga anibersaryo ng kani-kanilang tagumpay sa pakikibaka para sa pambansang paglaya. Ang mga tagumpay nilang ito ay nagdudulot ng inspirasyon at mahahalagang aral sa rebolusyonaryong mamamayan ng Pilipinas at ibang sambayanang kasalukuyan pang sinisiil ng imperyalismo at kolonyalismo.

Noong Hulyo 19, 1979, matagumpay na ibinagsak ng mamamayan ng Nicaragua ang 43-taong magkasanib na paghahari ng imperyalismong US at dinastyang Somoza, at itinatag ang lipunang independyente at demokratiko. Mula noon, apat na taon na ring binibigo ng mamamayan ang mga pagtatangka ng imperyalismong US na pabagsakin ang kanilang rebolusyonaryong pamahalaang Sandinista at muling pagharian ang kanilang bayan.

Maraming matututunan ang mamamayang Pilipino at iba pang nagrerebolusyong mamamayan sa daigdig mula sa karanasan ng mga taga-Nicaragua sa pagbabagsak sa pasistang rehimeng suportado ng US, sa hakbang-hakbang na konsolidasyon ng rebolusyonaryong lipunan habang sinasangga ang panghihimasok ng imperyalismong US [AB, Marso 1983], at sa pakikipagkaisa sa pandaigdigang kilusang anti-imperyalista.

Noon namang Hunyo 25, ipinagdiwang ng mamamayan ng Mozambique ang ika-21 anibersaryo ng Prente para sa Pagpapalaya ng Mozambique (Frelimo) at ang ikawalong anibersaryo ng independensya ng kanilang bayan mula sa kolonyalismo ng Portugal.

Mula nang lumaya noong 1975, nagkamit na ng maraming tagumpay ang mamamayan ng Mozambique (sa pamumuno pa rin ng Frelimo) sa pagtatayo ng maunlad na ekonomya sa kanilang bayan, sa kabila ng tahasang panggugulo ng rasistang rehimen sa South Africa na suportado ng imperyalismong US.

Mahalagang tulong ang naiambag ng mamamayan ng Mozambique para sa tagumpay ng mapagpalayang kilusan ng mamamayan sa Zimbabwe, at patuloy silang tumutulong sa mapagpalayang pakikibaka ng mga mamamayan ng Namibia at South Africa.

At noong Abril, magkasunod na nagdiwang ng ikawalong anibersaryo ng kani-kanilang tagumpay laban sa mga rehimeng papet ng US ang mga mamamayan ng Kampuchea (Abril 17) at Vietnam (Abril 30).

Ginunita ng *NDF Update*, publikasyong internasyonal ng Pambansa-Demokratikong Prente (NDF), na ang mga tagumpay na iyon ay tagumpay rin ng mamamayan ng daigdig at ng mga progresibong pwersang nagtaguyod ng isang makapangyarihang kilusan laban sa pananalakay na militar ng US.

Sinabi pa ng *NDF Update*: "Sa ikawalong anibersaryo ng tagumpay ng mga sambayanan ng Kampuchea at Vietnam sa pakikibaka nila sa imperyalismong US, nagpapahayag ang NDF ng pag-asa na malulutas ang mga sigalot at pagkakaiba ng pananaw ng dalawang bayan sa pamamagitan ng angkop na negosasyon. Mahirap man ang gayong landas, ang tagumpay naman nito'y magbibigay ng inspirasyon at bwelo sa pakikibaka laban sa imperyalismong US sa Timog-silangang Asya at iba pang bahagi ng daigdig." ●

## Protestang anti-nukleyar

Mahigit pa sa nadoble ang populasyon ng syudad ng Fremantle, sa kanlurang Australia, nang dumagsa ang may 10,000 demonstrador noong Hulyo 2 para tuligsain ang pagdaong doon ng mga barkong pandigma ng US.

Pangunahin sa mga bapor ang *USS Carl Vinson* na pinaaandar ng lakas-nukleyar at siyang pinakamalaking *aircraft carrier* sa daigdig.

Samantala, noong araw ding iyon, libu-libong aktibistang antimisil ang nagmartsa sa Woendsdrecht, Netherlands, para tutulan ang pagpayag ng kanilang gubyerno sa plano ng imperyalismong US at North Atlantic Treaty Organization (NATO) na magdeploy ng mga misil sa Netherlands.

Nagdaos din ng mga demonstrasyong anti-nukleyar ang mga mamamayan sa Japan at Great Britain. ●